# الأُصُولُ الثَّلَاثَةُ وَ أَدِلَّتُهَا

## لِشَيْخِ الإِسْلَامِ مُحَمَّدِ بْنِ عَبْدِالوَهَّاب (رَحِمَهُ الله)

# ANG TATLONG USOOL AT ANG MGA KATIBAYAN NITO


Ni Shaykhul-Islam Muhammad bin 'Abdul-Wahhaab
(kaawaan siya ni Allah)

*Ipinaliwanag ni*
Sheikh Abdul Muhsin Al-Qasim حفظه الله
Imam at Khateeb ng Masjid An-Nabawi

*Sa kanyang aklat na*
*Tayseerul Wusool Ila Sharhi Thalaathatil Usool*

*Isinalin sa Wikang Filipino ni*
Abu Muwahhid Lut Gilman


## MODULE 6



اعْلَمْ أَرْشَدَكَ اللهُ لِطَاعَتِهِ،

Marapat mong malaman, gabayan ka nawa ni Allah sa pagsunod sa Kanya,

أَنَّ الْحَنِيفِيَّةَ مِلَّةَ إِبْرَاهِيمَ

na ang Haneefiyyah na relihiyon ni Ibrahim

أَنْ تَعْبُدَ اللهَ وَحْدَهُ، مُخْلِصًا لَهُ الدِّينَ

ay ang sambahin mo si Allah ng buong pananampalataya,

وَبِذَلِكَ أَمَرَ اللهُ جَمِيعَ النَّاسِ،

ito rin ang ipinag-utos ni Allah sa lahat ng sangkatauhan

وَخَلَقَهُمْ لَهَا؛ كَمَا قَالَ تَعَالَى:

at nilikha sila para dito, katulad ng Kanyang sinabi,

وَمَا خَلَقْتُ الْجِنَّ وَالإِنْسَ إِلاَّ لِيَعْبُدُونِ وَمَعْنَى يَعْبُدُونِ: يُوَحِّدُونِ

**"Hindi ko nilikha ang mga Jinn at mga tao liban na para sambahin Ako"** at ang kahulugan ng <u>sambahin</u> ay ibukod-tangi.

وَأَعْظَمُ مَا أَمَرَ اللهُ بِهِ التَّوْحِيدُ،

Ang pinakamataas na ipinag-uutos ni Allah ay ang Tawheed,

وَهُوَ إِفْرَادُ اللهِ بِالْعِبَادَةِ

ito ang pagbubukod-tangi kay Allah sa pagsamba

وَأَعْظَمُ مَا نَهَى عَنْهُ الشِّرْكُ،

at ang pinakamalaki Niyang ipinagbawal ay ang Shirk,

وَهُوَ: دَعْوَةُ غَيْرِهِ مَعَهُ،

ito ang pananalangin sa iba kasama Siya.

وَالدَّلِيلُ قَوْلُهُ تَعَالَى وَاعْبُدُواْ اللهَ وَلاَ تُشْرِكُواْ بِهِ شَيْئًا

Ang katibayan ay ang Kanyang sinabi **"at sambahin ninyo si Allah at huwag kayong magtatambal sa Kanya ng kahit na ano"**

**Marapat mong malaman, gabayan ka nawa ni Allah sa pagsunod sa Kanya, na ang Haneefiyyah na relihiyon ni Ibrahim ay ang sambahin mo si Allah ng buong pananampalataya, ito rin ang ipinag-utos ni Allah sa lahat ng sangkatauhan at nilikha sila para dito, katulad ng Kanyang sinabi "Hindi ko nilikha ang mga Jinn at mga tao liban na para sambahin Ako" at ang kahulugan ng <u>sambahin</u> ay ibukod-tangi.**

Sinabi ng may-akda na**marapat mong malaman, gabayan ka nawa ni Allah sa pagsunod sa Kanya,** ang pananalangin upang magabayan ang isang tao tungo sa pagsunod ay isa sa pinakamaiinam na panalangin. Kapag natamo ng isang tao ang pagsunod kay Allah ay natamo na niya ang lahat ng kabutihan. Kaya't upang mangyari ito ay dapat mong malaman **na ang Haneefiyyah**, ito ay nangangahulugan ng pananampalatayang malaya sa anumang uri ng Shirk at nakasandig sa kadalisayan at taos-pusong layunin na sambahin lamang si Allah. Ang haneef ay sinomang nagsasabuhay nito **na relihiyon ni Ibrahim**, siya ang tinuturing na Imam ng mga hunafaa' batay sa sinabi ni Allah,



إِنَّ إِبْرَاهِيمَ كَانَ أُمَّةً قَانِتاً لِلَّهِ حَنِيفاً وَلَمْ يَكُ مِنَ الْمُشْرِكِينَ

***"Tunay na si Ibrahim ay isang nasyong masunurin kay Allah at haneef (matuwid sa pananampalataya), hindi siya kabilang sa mga mushrikeen (nagtatambal kay Allah)"*(Surah an Nahl 16:120)**

Ito rin ang pananampalataya o relihiyon ng lahat ng mga propeta, Kanyang sinabi

ثُمَّ أَوْحَيْنَا إِلَيْكَ أَنِ اتَّبِعْ مِلَّةَ إِبْرَاهِيمَ حَنِيفًا ۖ وَمَا كَانَ مِنَ الْمُشْرِكِينَ

***"at pagkaraan ay ipinahayag Namin sa iyo na sundin mo ang matuwid na relihiyon ni Ibrahim, hindi siya kasama sa mga mushrikeen"****(Surah an Nahl 16:123)*

Walang propetang dumating pagkatapos niya liban na ito ay mula sa kanyang lahi kaya't sinabi ni Allah,

مِلَّةَ أَبِيكُمْ إِبْرَاهِيمَ

***"relihiyon ng inyong ama na si Ibrahim"*** *(Surah al-Hajj 22:78)*

siya ay ama ng mga propeta.

Ang relihiyon ng mga matutuwid na propeta **ay ang sambahin mo si Allah ng buong pananampalataya,** pagsamba na walang kinalaman sa anumang uri ng pagtatambal at nagpapatunay sa kaligawan ng pagsamba sa iba.Ito ay mapagtatagumpayan sa pananampalatayang Islam,

إِنَّ الدِّينَ عِنْدَ اللهِ الْإِسْلَامُ

***"Tunay na ang tanging pananampalataya kay Allah ay Islam"****(Surah Ali-'Imraan 3:19)*

at walang saysay ang mga pagsamba na hindi alinsunod dito

وَمَن يَبْتَغِ غَيْرَ الْإِسْلَامِ دِينًا فَلَن يُقْبَلَ مِنْهُ وَهُوَ فِي الْآخِرَةِ مِنَ الْخَاسِرِينَ

***"at sinomang maghangad ng iba pang pananampalataya liban sa Islam ay hindi ito tatanggapin mula sa kanya at sa kabilang buhay ay kabilang siya sa mga talunan"****(Surah Ali-'Imraan 3:85)*

**Ito rin ang ipinag-utos ni Allah sa lahat ng sangkatauhan** mula sa propeta,

قُلْ إِنِّي أُمِرْتُ أَنْ أَعْبُدَ اللَّهَ مُخْلِصًا لَّهُ الدِّينَ

***"Sabihin: Tunay na ako'y napag-utusan na sambahin ko si Allah ng buong pananampalataya"***
(Surah Az-Zumar 39:11)

hanggang sa mga pangkaraniwang tao,

وَمَا أُمِرُوا إِلَّا لِيَعْبُدُوا اللَّهَ مُخْلِصِينَ لَهُ الدِّينَ حُنَفَاءَ وَيُقِيمُوا الصَّلَاةَ وَيُؤْتُوا الزَّكَاةَ ۚ وَذَٰلِكَ دِينُ الْقَيِّمَةِ

**"At ang tanging ipinag-utos sa kanila ay sambahin si Allah ng buong pananampalataya, (maging) matutuwid (na alipin) at magtaguyod ng pagdarasal at magbigay ng kawang-gawa, yaon ang matuwid na relihiyon"***(Surah Al-Bayyinah 98:5)*



**At nilikha sila para dito, katulad ng Kanyang sinabi "Hindi ko nilikha ang mga Jinn at mga tao liban na para sambahin Ako",** nilikha lamang ang mga jinn at tao upang sumamba sa Kanya at hindi upang mangailangan sa kanila. **At ang kahulugan ng sambahin ay ibukod-tangi** na Siya lamang ang nilalayong sambahin mula sa layunin ng puso hanggang sa mga gawain ng katawan. Sabi ni Shaykhul-Islam ibnu Taymiyyah (kaawaan siya ni Allah) ***"Wala nang higit na makabubuti para sa puso liban sa tawheed at sa ikhlaas ng pananampalataya para kay Allah, at wala nang higit na nakapipinsala dito liban sa Shirk"***

Ang puso ng isang tao ay hindi maitutuwid, hindi magtatagumpay, hindi magiging mabuti at hindi magiging panatag maliban na ito ay magkaroon ng Ikhlaas sa pagsamba kay Allah kahit pa matamasa niya ang lahat ng maaaring ihandog ng mga nilikha. Kapag lumalakas ang Ikhlaas sa pananampalataya ng isang alipin ay mas nakukumpleto ang kanyang pagsamba kay Allah dahil sa kawalan niya ng pangangailangan sa mga nilalang. Ang mga pagsambang tinutukoy ay ang mga pagsunod kay Allah at pagsunod sa Sugo , sinabi ni Shaykhul-Islam ibnu Taymiyyah (kaawaan siya ni Allah) ***"Sinomang magnilay-nilay sa sitwasyon ng mga nilalang, matatagpuan niya na ang lahat ng kaayusan sa lupa ay dulot ng tawheed ni Allah, pagsunod sa Kanya at sa Sugo. Ang bawat kasamaan, kalamidad, pagsubok, kahirapan o pamamayani ng mga kalaban at iba pa, ay dulot ng pagsalungat sa Sugo at pag-aanyaya tungo sa iba liban pa kay Allah. Sinomang makapagnilay-nilay dito ng tama/ ng tamang pagninilay-nilay, matatagpuan niya ang realidad na ito sa kanyang sarili at sa ibang tao."*** Mawawala sa puso ang pangangailangan sa mga nilalang kapag tumatag ang paniniwalang si Allah ang Kanyang Tagapangalaga, kaya't wala siyang sinasamba maliban sa Kanya, hindi siya humihingi ng tulong kundi sa Kanya, at sa Kanya lamang siya nagtitiwala.

**Ang pinakamataas na ipinag-uutos ni Allah ay ang Tawheed, ito ang pagbubukod-tangi kay Allah sa pagsamba at ang pinakamalaki Niyang ipinagbawal ay ang Shirk, ito ang pananalangin sa iba kasama Siya. Ang katibayan ay ang Kanyang sinabi "at sambahin ninyo si Allah at huwag kayong magtatambal sa Kanya ng kahit na ano"**

**Ang pinakamataas na ipinag-uutos ni Allah** sa Kanyang mga kasulatan, mga propeta at kanilang mga nasyon **ay ang Tawheed**—ang pagbubukod-tangi kay Allah sa pagsamba at pag-aalay sa Kanya ng buong pananampalataya. Ito ang pinakamataas na dapat matutunan at gawin mula sa mga inobliga ni Allah sa Kanyang mga alipin, dahil dito ay ipinadala ang mga sugo at ipinababa ang mga aklat. Sa pamamagitan nito ay mapapatawad ang mga kasalanan, magiging karapat-dapat matamo ang paraiso, at maliligtas mula sa apoy. Sinomang hindi sumunod sa dakilang utos na ito ay hindi tatanggapin ni Allah ang kanyang mga gawain,

وَقَدِمْنَا إِلَىٰ مَا عَمِلُوا مِنْ عَمَلٍ فَجَعَلْنَاهُ هَبَاءً مَّنثُورًا

***"At itatambad Namin sa kanila ang kanilang mga ginawa, at gagawin Namin yaon na mga alikabok"***
(Surah Al-Furqaan 25:23)

Dahil sa kahalagahan ng tawheed ay dumating ang kabuuan ng Quran na naglalaman nito, sinabi ni Imam Ibnul-Qayyim (kaawaan siya ni Allah) ***"Ang nakahihigit sa mga kabanata ng Quran, bagkus ang bawat kabanata ng Quran ay naglalaman ng tawheed. Masasabi natin pangkalahatan na ang bawat talata ng Quran ay naglalaman ng tawheed, tumetestigo para dito o nag-aanyaya tungo dito. Sa kadahilanang ang Quran, ito ay pagbabalita tungkol kay Allah, kanyang mga pangalan, mga katangian at mga gawain, magkagayon ito ay tawheed sa kaalaman at impormasyon.***



***Kung ito man ay pag-aanyaya tungo sa pagsamba lamang sa Kanya ng nag-iisa at pag-aalis ng lahat ng sinasamba liban pa sa Kanya, ito ay tawheed (kaisahan Niya) sa pagnanais (mula sa dapat gawin ng Kanyang mga alipin). Kung ito naman ay pag-uutos, pagpapabawal o pag-oobliga, ito ay mga responsibilidad at kumukumpleto sa tawheed. Kung ito ay balita hinggil sa pagpaparangal ni Allah sa mga nagsabuhay at sumunod sa tawheed at kung ano gagawin Niya sa kanila sa mundo at ano ang ipararangal Niya sa kanila sa kabilang-buhay, magkagayon ito ay gantimpala para sa mga nagsabuhay ng tawheed. Kung ito ay impormasyon hinggil sa mga gumagawa ng shirk, anong parusa ang ipatitikim Niya sa kanila dito sa mundo at anong parusa ang ibibigay Niya sa kanila, magkagayon ay balita ito kung hinggil sa lumabas sa batas ng tawheed.***

***Kaya't ang kabuuan ng Quran ay tawheed, mga responsibilidad dito, mga gantimpala, at kalagayan ng shirk, mga gumagawa nito, at kaparusahan para dito. Sa*** *alhamdu lillaah* ***(ang Papuri ay kay Allah) ay tawheed,*** *rabbil-'aalameen* ***(Panginoon ng lahat ng nilalang) –tawheed,*** *arrahmaanir-raheem* ***(Ang Pinakamahabagin, ang Pinakamaawain) –tawheed,*** *maaliki yawmid-deen* ***(Tanging Nagmamay-ari ng Araw ng Paghuhukom) –tawheed,*** *iyyaaka na'budu wa iyyaaka nasta'een* ***(Ikaw lamang ang aming sinasamba at Ikaw lamang ang hinihingian namin ng tulong)—tawheed."***

Ang tawheed ay pundasyon na kung saan dito nakasandig ang kabuuan ng pananampalataya. Ito ang pinakamalaking dahilan ng pagluwag ng dibdib at puso, ito ang kanlungan para sa mga nangangailangan, ito ang matatakbuhan ng mga natatakot at kaligtasan para sa mga namomroblema at nalulumbay. Sabi ni Imam ibnul-Qayyim (kaawaan siya ni Allah) ***"Hindi ako nakapagpalayo ng mga pasanin sa mundo liban sa pamamagitan ng tawheed, kaya naman ang mga panalangin sa oras ng pangangailangan ay sa pamamagitan din ng tawheed. Kapag nanalangin ang sinomang namomroblema sa pamamagitan ng panalangin ni Dhan-noon [Propeta Yunus (sumakanya nawa ang kapayapaan)] ay tutulungan siya ni Allah. Walang magpapanatili sa matinding problema liban sa shirk at ang tanging solusyon upang makalabas dito ay tawheed."***

Ang usapin ng tawheed na naging pagtatalo sa pagitan ng mga propeta at kanilang mga nasyon ay patungkol sa Tawheedul-Uloohiyyah—**ito ang pagbubukod-tangi kay Allah sa pagsamba** gaya ng pagkatay, pamamanata, at pananalangin na hindi maaaring iukol ang anumang uri nito sa iba pa liban kay Allah.

Kaya't ang tawheed ay nahahati sa tatlong bahagi:

1. Ang Tawheedur-Ruboobiyyah ay kaisahan ni Allah sa Kanyang mga gawain.
2. Ang Tawheedul-Uloohiyyah ay kaisahan ni Allah sa mga gawain ng mga alipin.
3. Ang Tawheedul-Asmaa'i was-Sifaat (Kaisahan ni Allah sa Kanyang mga Pangalan at Katangian) ay ang pagkilala kay Allah kung paano Niya ipinakilala ang Kanyang sarili at kung paano Siya ipinakilala ng Kanyang Sugo, nang walang tahreef (pagbabago ng kahulugan), ta'teel (pag-aalis ng kahulugan), takyeef (paglalarawan kung paano naganap) at tamtheel (paghahalintulad sa nilikha).

Sinomang magsakatuparan ng kabuuan ng tawheed ay siyang tunay na muwahhid (nagbubukod-tangi kay Allah).

Dapat matutunan ng alipin na **ang pinakamalaki Niyang ipinagbawal** sa Kanyang aklat at ang pinaka – ipinagbawal ng mga propeta **ay ang Shirk,** at ito ang pag-uukol ng isang uri ng pagsamba liban pa kay Allah. Ang Shirk/pagtatambal kay Allah ay mas malala pa kaysa sa pagpatay at pagnanakaw, ito ang pinakamatinding kasiraan sa lupa. Walang kaligtasan para sa mga alipin liban sa pamamagitan ng tawheed at pagbubukod-tangi kay Allah sa pagsamba.



Sinabi ni Shaykhul-Islam ibnu Taymiyyah (kaawaan siya ni Allah) ***"Sa pangkalahatan at bilang kabuuan, ang Shirk at pag-aanyaya tungo sa iba pa liban kay Allah, pagtataguyod na masamba ang iba at upang tumalima o sumunod sa iba kaysa sa Sugo, ito ang pinakamatinding kasiraan sa lupa. Hindi magkakaroon ng kaayusan para dito o sa mga naninirahan dito maliban kung si Allah lamang na nag-iisa ang sasambahin, ang panawagan ay tungo sa Kanya at hindi sa iba, at ang pagtalima at pagsunod ay para sa Sugo ni Allah"***

Ang pinakamalaking kasalanan na nilabag kay Allah ay ang Shirk, Kanyang sinabi,

إِنَّ الشِّرْكَ لَظُلْمٌ عَظِيمٌ

***"Tunay na ang Shirk ay napakatinding Dhulm (kawalan ng katarungan)"****(Surah Luqmaan 31:13)*

Tinanong ang propetaﷺ,

أَىُّ الذَّنْبِ أَعْظَمُ عِنْدَ اللهِ قَالَ " أَنْ تَجْعَلَ لِلَّهِ نِدًّا وَهْوَ خَلَقَكَ

***"Ano po ang pinakamalaking kasalanan kay Allah?" sagot niya,***
***"Ang maglagay ka ng katambal kay Allah samantalang Siya lamang ang lumikha sa iyo."***
*(Saheeh Al-Bukhari Hadeeth 4477)*

Sa isa pang tagpo sinabi ng propetaﷺ,

أَلاَ أُنَبِّئُكُمْ بِأَكْبَرِ الْكَبَائِرِ - ثَلاَثًا - الإِشْرَاكُ بِاللهِ وَعُقُوقُ الْوَالِدَيْنِ

***"Nais ba ninyo na ipaalam ko sa inyo ang pinakamalaki sa malalaking kasalanan?" (tatlong beses niyang inulit). Ang sagot ng mga Sahabah "Opo, O sugo ni Allah!" sagot niya, "Ang pagtatambal kay Allah at pagiging suwail sa mga magulang"***
*(Saheeh Muslim Hadeeth 158/165)*

Ang Shirk ay pagtalikod sa pagka-Panginoon, nagpapababa ng pagturing sa Kanya bilang Diyos at ito ay masamang pag-iisip sa Panginoon ng lahat ng nilalang. Ito ang pinakapangit sa lahat ng mga kasalanan dahil dito ay ipinapantay ang mga nilalang na nagkukulang sa perpektong Tagapaglalang. Sinoman ang magtambal kay Allah sa Kanyang Uloohiyyah (pagka-Diyos—na siya lamang ang dapat pag-ukulan ng pagsamba, pagtalima at pagsunod) ay isang Mushrik (mapagtambal kay Allah) kahit pa sinasang-ayunan niya ang Kanyang Ruboobiyyah (pagka-Panginoon). Kaya't kahit pa sinasang-ayunan ng isang tao ang pangkabuuan ng kaisahan ni Allah sa pagiging Panginoon, subalit siya siya naman ay pumupunta sa mga libingan at nananalangin sa nakalibing, o nag-aalay siya dito upang mapalapit di umano kay Allah, ito ay nahuhulog sa Shirk al-Akbar (Shirk na nakapagpapalabas sa isang tao mula sa pagiging muslim).

**Ito ang pananalangin sa iba kasama Siya,** na kahit pa nananalangin ang isang tao kay Allah subalit siya naman ay nananalangin, humihingi o humihiling sa iba. Ito rin ay maaari sa pagtatalaga ng isang patay na tao bilang tagapamagitan sa panalangin (pananalangin sa mga itinuturing na banal na muslim upang sila ang magpaabot nito kay Allah), o di kaya'y paghingi ng tulong sa kanila sa oras ng kagipitan at iba pang uri ng mga pagsamba. Maaari mo ding sabihin na ang Shirk ay ang pag-uukol sa iba ng mga bagay na para lamang kay Allah.

Sinoman ang mamatay sa Shirk ay nararapat sa kanya ang pagpasok sa Impyerno at ipinagbawal para sa kanya ang pagpasok sa Paraiso. Sinabi Niya (kataas-taasan at kaluwalhatian sa Kanya),

إِنَّهُ مَن يُشْرِكْ بِاللَّهِ فَقَدْ حَرَّمَ اللَّهُ عَلَيْهِ الْجَنَّةَ وَمَأْوَاهُ النَّارُ ۖ وَمَا لِلظَّالِمِينَ مِنْ أَنصَارٍ

***"Katotohanang sinoman ang magtambal kay Allah ay ipinagbawal ni Allah ang Paraiso para sa kanya, at ang hantungan niya ay Apoy. At walang makatutulong sa mga mapagsuway."****(Surah Al-Maa'idah 5:72)*



Sinabi din ng propetaﷺ,

مَنْ مَاتَ وَهْوَ يَدْعُو مِنْ دُونِ اللهِ نِدًّا دَخَلَ النَّارَ

***"Sinomang mamatay habang siya ay mayroong ibang pinananalanginan liban kay Allah, siya ay papasok sa Impyerno."****(Saheeh Al-Bukhari Hadeeth 4497)*

**Ang katibayan** na ang pinakamataas na ipinag-utos ni Allah ay ang tawheed at ang pinakamalaki Niyang ipinagbawal ay ang Shirk, **ay ang Kanyang sinabi, "at sambahin ninyo si Allah,** ibukod-tangi ninyo Siya sa pagsamba, **at huwag kayong magtatambal sa Kanya ng kahit na ano",** huwag kayong kikilala ng anumang kapantay para sa Kanya, huwag kayong sasang-ayon sa mga itinatambal at itinutulad sa Kanya sa marami o kaunting aspeto nito. Mag-ingat kayo mula sa Shirk, mula sa mga uri at lagusan nito.

Marapat sa mga alipin na isakatuparan ang pananampalataya sa Kanya at itakwil ang lahat ng mga salungat dito mula sa mga itinatambal at ipinapantay sa Kanya. Kaya naman ang pinakaunang iniutos sa mga alipin ay ang tawheed at ang kasalungat nito ay ang pinakaunang ipinagbawal, pagkatapos ay saka sumunod ang iba pang mga obligasyon,

وَاعْبُدُوا اللَّهَ وَلَا تُشْرِكُوا بِهِ شَيْئًا ۖ وَبِالْوَالِدَيْنِ إِحْسَانًا وَبِذِي الْقُرْبَىٰ وَالْيَتَامَىٰ وَالْمَسَاكِينِ...

***"Sambahin ninyo si Allah at huwag kayong magtatambal sa Kanya ng kahit na ano, at sa mga magulang ay maging mabuti, sa mga kamag-anak, mga ulila, mga mahihirap ..."***

Ang pagsisimula ng talatang ito sa tawheed at pagbabawal ng shirk ay nagbibigay indikasyon sa kadakilaan at kahalagahan ng tawheed, gayundin ang kasamaan ng shirk.

---

**MATAPOS ANG MODULE NA ITO, DAPAT AY MAKAKAYA NG MAG-AARAL NA IPALIWANAG ANG MGA USAPIN GAYA NG MGA SUMUSUNOD:**

1. Ano ang Haneefiyyah?
2. Ano ang pinakamalaking Dhulm (kawalan ng katarungan) at ano ang pinakadakilang katarungan?
3. Ano ang kahihinatnan ng mga taong namatay habang mayroon silang ibang sinasamba liban pa kay Allah?
4. Ibigay ang tatlong bahagi ng Tawheed.